























Kami po ay malugod na nag-aanyaya sa inyong pagbisita sa ating center sa Farwaniyah, Kuwait

**ILAN SA MGA PROGRAMA NG KPCCenter:** Pagtuturo ng wikang Arabik • Mga Pamamasyal at Paglilibang • Mga programang Pampalakasan • Mga kompetisyong Pangkultura • Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang Kuwaiti • Seminar para sa mga Muslim na magpapakasal • Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-Islam, mga kapistahan at okasyong pambansa • Mga programa sa pakikipagtulungan sa Philippine Embassy sa Kuwait • Pag-iimprinta ng mga aklat, pamphlets, booklets, tracts, magazines at iba pa.


Year 9
Issue 71
2016

Editor: Ullessis Faeldin Abaya, (965) 95592382, ullessis@yahoo.com, Columnists: Joselito Tabing, Issa Mohammad Tragua, Brother Muhammad F. Sumaway, Ustad Abubaidah Salud Satol, Ustad Wahibie Tamama, Ustad Muslimin Palami Bhiruar, Sister Sarah Mailyn Rodriguez, Sister Elisea Um Ismael Vallado, Ustadza Pahima Guiabal, Ustadza Halima Mantawil, Photographers: Gervin Callo, Alvin Baltazar, Laurencio Bulosan, Jr. Designer: Noushad Mangalathop Publisher: Kuwait Philippine Cultural Center, Farwaniya, Block 1, Streets 74 corner 72, Bldg. 12, Tel. 24712574, 24756796, Fax: (965) 24712574(102), Hotline: 97802777 kpccenter.com, pagusapan.com, Chief Patron: Mohammad Ismail Al-Ansari, General Director: Fahad Mohammad Al-Shimary

Cover Photo © Porlakshots


Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang official publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng mainam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.

Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa: abaya@alnajat.com.kw, or ullessis@yahoo.com




# Pagód na Pagód Ka Na Ba?

SAANMAN sa daigdig, hindi malaman ng mga tao kung alin ang uunahin: trabaho o pamilya? Ang dahilan, ayon sa isang reperensiya, ay ang 'globalisasyon, bagong teknolohiya, at walang-pahingang ekonomiya.' Oo nga't nagdulot ito ng kasaganaan, pero may kapalit ito. Sabi ng isang awtor: "Milyun-milyon sa atin ang nasasagad sa trabaho, natatambakan ng gawain, at nasasaid ang lakas. Talagang pagód na pagód tayo."

Idagdag pa rito ang nakapanlulumong epekto ng pagbagsak ng ekonomiya kamakailan. Sa buong daigdig, maraming manggagawa-ordinaryong mga trabahador man o nag-oopisina-ang nawalan ng trabaho at tahanan. Malamang na naiisip nilang sana'y makapagtrabaho sila uli.



### Gaano kalala ang problema?

- Sa Europa, 6 sa bawat 10 manggagawa ang nai-stress sa trabaho.
- Sa Estados Unidos, 1 sa bawat 3 manggagawa ang nakadaramang ubos na ang kanilang lakas dahil sa sobrang trabaho.
- Sa Canada, mahigit 2 sa bawat 3 manggagawa ang nahihirapang maging timbang sa kanilang trabaho at pamilya.
- Tinatayang mahigit 600 milyong manggagawa, o 22 porsiyento ng mga manggagawa sa buong daigdig, ang nagtatrabaho nang mahigit 48 oras bawat linggo.

"Pag-uwi ko galing sa trabaho," ang sabi ng isang ina, "kailangan ko pang magluto, maglinis ng bahay, maglaba, sunduin ang mga bata, tulungan sila sa kanilang takdang-aralin, paliguan sila at patulugin. Pagkatapos, para na akong lantang gulay." Milyun-milyon sa tinatayang 1.2 bilyong manggagawang babae sa buong daigdig ang may ganito kahirap na "sideline." Bagaman may sideline din ang mga kalalakihan, ipinakikita ng mga surbey na karaniwan nang inaayawan nila ang mga gawaing-bahay. Kadalasan nang mga babae ang bumabalikat sa lahat ng ito, nagtatrabaho man sila o hindi.

Ipinakikita ng mga estadistikang ito ang masaklap na kalagayan ng mga manggagawa. Ayon sa ilang pag-aaral, ang mahaba at iregular na oras ng trabaho ay posibleng maging sanhi ng pagkakasakit, pagkasira ng ugnayan, paghihiwalay, at diborsiyo. Maaari ding mapabayaan ng mga magulang ang kanilang mga anak.

Ikaw, subsob ka ba sa trabaho? O isa ka sa milyun-milyong walang trabaho? Gusto mo bang maging mas timbang sa iyong trabaho at pamilya? Kung oo, paano mo kaya ito magagawa? *(Gumising!)* ■





SA MGA panahong ito na bagsak ang ekonomiya, hangad ng marami na magkaroon ng matatag na trabahong makatutugon sa mga pangangailangan ng kanilang pamilya. Hindi ito laging madali, lalo't libu-libo ang nawawalan ng trabaho. Kung isa ka sa mga biglang nawalan ng trabaho, malamang na nagkukumahog ka ngayon sa paghahanap ng ibang trabaho. Para magkaroon ng kasiya-siya at makabuluhang buhay, kailangan nating magtrabaho. Pero hindi lang iyan ang dapat gawin. Kailangan ding maglaan ng panahon sa pamilya, paglilibang, at sa Diyos. Paano ka magiging timbang sa mahahalagang aspektong ito ng iyong buhay?

## PANAHON SA TRABAHO, PANAHON SA SARILI

Ang pagiging subsob sa trabaho sa loob ng matagal na panahon ay posibleng maging sanhi ng sobrang katabaan, sakit sa puso, aksidente sa trabaho, pagiging alkoholiko at drug dependent, pagkabalisa, sobrang pagod, depresyon, at maraming iba pang karamdamang dulot ng stress. Nakamamatay rin ang pagiging subsob sa trabaho. Ayon sa isang ulat, tinatayang mga 10,000 katao ang namamatay sa Hapon taun-taon dahil sa pagiging subsob sa trabaho—sindami ng namamatay sa aksidente sa sasakyan sa bansang iyon taun-taon. Ang penomenong ito—na tinatawag nilang karoshi—ay nangyayari din sa ibang mga bansa.

Kaya napakahalagang maging timbang. Huwag hayaang maging obsesyon ang propesyon. Pangalagaan ang iyong mental, pisikal, at emosyonal na kalusugan—magpahinga at masiyahan sa mga bunga ng iyong pagpapagal. "Dapat tayong magtrabaho para mabuhay, hindi mabuhay para magtrabaho," ang sabi ni Andrew na may tatlong anak. Kapag naglalaan ka ng panahon sa pagrerelaks at paglilibang, mabibigyan mo rin ng pansin ang pangangailangan ng iyong pamilya. Pero hindi ito madali, lalo na kung marami kang bayarin.

## PERA O PANAHON?

Naniniwala ang ilang iskolar noong ika-20 siglo na dahil sa pag-unlad ng teknolohiya, hindi na kailangang magpakahirap ang mga tao sa pagtatrabaho at mararanasan na ang "panahon ng pagrerelaks." Noong unang mga taon ng dekada ng 1930, inihula ni Propesor Julian Huxley na sa hinaharap wala nang magtatrabaho nang mahigit sa dalawang araw bawat linggo. Sinabi naman ng negosyanteng si Walter Gifford na sa tulong ng teknolohiya, "magagawa ng bawat isa ang anumang nais niya . . . , may panahon na para sa mga gawaing talagang magpapasaya sa puso at magpaparelaks sa isip."

Paano naman ang materyal na mga bagay na inaasam ng mga tao? Ipinagmalaki ng sosyologong si Henry Fairchild na sobra-sobrang produkto ang magagawa ng mga pabrika, kahit magtrabaho lang nang apat na oras bawat araw ang mga manggagawa. Nagkatotoo ba ang mga hulang iyon? Talagang napakabilis ng pag-unlad ng ekonomiya noong ika-20 at ika-21 siglo. Kung tutuusin, ang laki na sana ng iginaan ng trabaho. Pero ano ang nangyari? Ganito ang isinulat ni John de Graaf: "Sa halip na magrelaks, ginagamit ng mga [tao] ang dapat sana'y ekstrang panahon nila para kumita pa nang higit at makabili ng mas maraming materyal na mga bagay. Sa madaling salita, mas pinipili natin ang pera kaysa sa panahon." ■

# Ang Mundo Kung Ating Pagmasdan



Ang usok mula sa mga kalang de-kahoy ay itinuturing na pangunahing sanhi ng kamatayan sa papaunlad na mga bansa, kung saan apat na milyon katao ang namamatay taun-taon dahil sa mga sakit sa palahingahan na dulot ng usok. Sinasabi ng mga mananaliksik na ang nakalalasong kemikal mula sa kalang de-kahoy o de-uling ay kasintapang ng lasong nasa usok ng sigarilyo.

**Italy -** Ayon sa isang surbey, ang pinakakaraniwang kinatatakutan ng mga tin-edyer na Italyano ay ang cyberbullying. Sa mga kabataang 12 hanggang 17 anyos, 72 porsiyento ang nagsabing takót na takót sila rito. Mas marami sila kumpara sa mga takót mabiktima ng droga (55 porsiyento), mamolestiya ng adulto (44 na porsiyento), o magkaroon ng sakit na naililipat sa pagtatalik (24 na porsiyento).





**Estados Unidos -** “Sa bawat empleadong naninigarilyo, ang isang pribadong kompanya . . . ay nagkakagastos ng karagdagang $5,816 taun-taon kumpara sa empleadong di-naninigarilyo,” ang sabi sa report ng New York Times. Ayon sa impormasyong nakolekta ng mga researcher sa Ohio State University, ang karagdagang gastos na ito ay resulta ng pagbe-break para manigarilyo, mas malaking gastos para sa pangangalaga sa kalusugan, at madalas na pag-absent. Ang isa pang dahilan ay ang pagiging di-produktibo ng empleado, malamang na dahil sa mga epektong nararanasan niya kapag hindi nakapanigarilyo.



Ang gatas ng mga ina, ilang araw pagkapanganak nila, ay natuklasang may mahigit 700 uri ng baktirya—higit pa sa inaasahan ng mga eksperto. Patuloy na inaalam ng mga mananaliksik ang biyolohikal na pakinabang na dulot nito sa mga sistema ng panunaw at imyunidad ng bagong-silang na sanggol.

**Australia -** Ang mga simulated-gambling app (application) para sa mga smartphone at iba pang gadyet ay nagiging popular sa mga bata. May ilang app na parang totoong laro sa casino pero mas madaling ipanalo. Nagbababala ang isang report ng gobyerno na dahil sa mga larong ito, baka maging normal na lang sa mga bata ang pagsusugal “at baka maging sugarol sila paglaki nila.”





**Italy -** "Dahil hindi ginagawa ng mga pastor at ng mga mananampalataya ang kanilang sinasabi, at hindi rin nakikita sa kanilang buhay ang kanilang ipinangangaral, nasisira ang kredibilidad ng Simbahan."—Pope Francis.



**Malaysia -** Nasabat ng mga awtoridad sa Malaysia ang 24 na tonelada ng kontrabandong ivory, o garing—mahigit 1,000 pangil ng elepante—na nakatago sa dalawang kargamento ng mahogany. Ayon sa mga conservationist, ito ang pinakamaraming nasabat na ivory. Ang kargamento ay nanggaling sa Togo at dadalhin sana sa China.



**Mauritania -** Ipinagbawal ang pag-angkat, paggawa, at paggamit ng mga plastic bag na puwedeng ikamatay ng mga hayop na makakakain nito. Sa halip, ipino-promote ng gobyerno ang paggamit ng biodegradable na mga lalagyan bilang kapalit.




Ipinakikita ng isang pag-aaral sa mga relihiyon sa daigdig na ang mga taong "walang kinaaanibang relihiyon," pero baka hindi naman ateista, ay umabot na sa 1.1 bilyon. Pumangatlo sila sa Kristiyanismo na may 2.2 bilyong miyembro at sa Islam na may 1.6 bilyong miyembro. Pang-apat naman ang Hinduismo na ang miyembro ay mga 1 bilyon.

**Japan -** Ayon sa report ng The Japan Times, dumarami ang mga kabataang Hapones na ayaw tumanggap ng promosyon sa trabaho. Apatnapung porsiyento ang nadidismaya dahil sa kawalan ng etika at sobrang pandaraya. Maraming empleado ang hindi makapagsabi ng kanilang opinyon o malayang makipag-usap sa kanilang mga boss. Noon, kinakatandaan na ng mga empleado ang kanilang trabaho. Pero ngayon, 60 porsiyento ng mga kabataan ang nananatili lang sa kanilang trabaho dahil wala pang dumarating na mas magandang oportunidad.





**Timugang Bahagi ng Sahara sa Aprika -** Ayon sa isang report ng UNICEF tungkol sa timugang bahagi ng Sahara sa Aprika, "38 porsiyento lang ng mga batang wala pang 5 taon ang may birth certificate." Pero sa ilang lugar doon, "mahalagang mairehistro ang kapanganakan ng mga bata para mabigyan sila ng serbisyong pangkalusugan at edukasyon, at para makatanggap ng mana ang mga ulila mula sa kanilang mga magulang," ang sabi ni Elke Wisch, deputy regional director ng UNICEF para sa silangan at timugang Aprika.

**China -** Ang mga turista mula sa China ay gumastos ng $102 bilyon (U.S.) sa pamamasyal sa ibang bansa. Sinabi ng UN World Tourism Organization na dahil sa halagang ito, sa kauna-unahang pagkakataon, China ang may pinakamalaking nagastos sa internasyonal na turismo—mas mataas kaysa sa Germany na gumastos ng $84 na bilyon at sa Estados Unidos na gumastos ng $83 bilyon (U.S.).






**Japan -** Isang pag-aaral na iniulat sa BMJ, isang medical journal sa Britain, ang sumubaybay sa halos 68,000 katao sa Japan sa loob ng mga 23 taon. Natuklasan ng mga mananaliksik na ang mga babaing ipinanganak sa pagitan ng 1920 at 1945 na nagsimulang manigarilyo bago mag-20 anyos ay mas maikli nang sampung taon ang buhay kaysa sa mga babaing hindi kailanman nanigarilyo; ang mga lalaki naman ay mas maikli nang walong taon.

**Spain -** Naniniwala ang isang grupo ng mga siyentipiko na posibleng may kinalaman ang mga tao sa naganap na lindol noong 2011 sa Lorca, sa timugang bahagi ng Spain, na kumitil ng siyam at puminsala ng marami. Nakita ng mga geologist na may koneksiyon ang napakalakas na lindol na iyon at ang mga lugar na pinagkunan ng pagkarami-raming tubig sa ilalim ng lupa para sa irigasyon.





**Brazil -** Mula 1980 hanggang 2010, halos 800,000 katao sa Brazil ang namatay dahil sa baril. Mahigit 450,000 biktima ang nasa edad 15 hanggang 29. Ipinakikita ng isang pag-aaral kamakailan na ang mga pagpatay ay kadalasan nang resulta ng pag-aaway sa tahanan, alitan ng magkakapitbahay, selos, o pagtatalo ng mga drayber.

**Daigdig -** Taun-taon, ang mga insurance company ay nagbabayad ng mga $50 bilyon (U.S.) dahil sa mga pinsalang dulot ng masamang lagay ng panahon. Ang halagang iyan, na tumataas pa dahil sa implasyon, ay nagiging higit pa sa doble bawat dekada mula noong dekada ’80.





By LEE CANETE

# Ang Pagbabalik

## IKA-SAMPUNG YUGTO – "BAHAY KALINGA"

Ilang araw ang nagdaan, sa loob ng tinatawag nilang Bahay Kalinga sa loob ng POLO, bago naging panatag ang aking kalooban. Nagkaroon ako ng mga bagong kaibigan, si Mayette, isa ring kasambahay na tumakas sa kanyang amo dahil bukod sa minamaltrato ay halos isang taon hindi pinasahod. Pero hindi kagaya sa nangyari sa akin, nagawa ni Mayette na dumiretso dito sa POLO nang tumakas sya sa amo nya. Nag file sya ng kaso, sa tulong ng mga opisyal ng POLO, laban sa mga amo nya at kasalukuyang dinidinig sa korte. Kasamang kinasuhan ang ahensya nya sa Kuwait at Pilipinas. Si Anabelle, kababayan ko dahil magkalapit lang ang aming bayan, ang tinatawag nilang "pasaway" sa grupo. Pasaway dahil nagkaroon ng Boyfriend sa texting at hinimok syang tumakas, sa pangakong bibigyan ng mas magandang trabaho. Pero ibinahay lang ng boyfriend nya at inanakan. Ilang buwan na sya sa loob ng Bahay Kalinga dahil naguguluhan ang isip kung paanong gagawin sa problema nya, walang papeles ang anak nya dahil hindi sila kasal ng boyfriend nya, na isang malaking bawal sa bansang Kuwait. Bukod pa dun ay natatakot syang iuwi sa kanila ang anak nya. Paano nga naman nya ipapaliwanag sa asawa't anak nya na nagkaroon sya ng anak sa ibang bansa, anak na ipapasalubong nya pag-uwi imbes na bagong sapatos o chocolate. Si Noraisa, isang dalagang Muslim, na sa kabila ng pagiging muslim nya ay nagawa pa rin syang abusuhin ng kanyang mga amo. Sa sahod na 60KD ay gawain nya lahat ng trabaho sa dalawang palapag na bahay ng amo nya, bukod pa sa pag-aalaga ng dalawang anak ng amo nya. Swerte na raw kung makatulog sya ng diretsong limang oras sa isang araw. Kalimitan ay alas dos na ng madaling araw kung makatulog sya, at ang gising naman ay alas sais ng umaga.

Sa oras ng pagkain, kagulo lagi kami. Pagsasaluhan naming magkakasama ang isang galong kanin at konting ulam, at sabaw na kung tawagin nila ay "Ocean Deep", dahil kasing lalim ng dagat ang dapat sisirin bago makuha ang laman nito. May apat na kwarto sa loob ng Bahay Kalinga. Sa kwarto namin na Room # 2 ay labing-isa kami, labing-isang tao na maghahati hati sa isang galong kanin! Magkaganun man ay nagpapasalamat na rin kami sa taga POLO, dahil nabigyan nila kami ng masisilungan at matutulugan.

Sa tulong at ayuda na rin ng isang opisyal ng POLO ay patuloy na dininig ang kasong isinampa ko sa korte laban sa mga amo ko, sa ahensya ko sa Kuwait at sa tatlong lalaking nagsadlak sa amin ni Chandrika sa casa. Nakulong ang amo kong lalaki, habang dinidinig ang kaso. Nakailang ulit na nagpunta sa Bahay Kalinga ang amo kong babae upang makipag-areglo. Nagmamakaawa sya na iurong ko ang kaso laban sa kanila ng kanyang asawa kapalit ng mapagkakasunduang halaga. Samantala, ang tatlong kalahi ni Chandrika ay agad na nadesisyunan ang kaso laban sa kanila. Dahil na rin sa matibay na ebidensya at salaysay namin ni Chandrika ay nahatulan silang makulong ng ilang taon.

Makalipas ang halos dalawang buwang paghihintay at labis na pagkainip sa magiging resulta ng isinampa kong kaso ay nagpasya akong tanggapin na lang ang alok ng dati kong amo, sampung libong Kuwaiti Dinar kapalit ng pag-urong ko ng demanda laban sa kanila. Mas minabuti ko na lang na tanggapin ang pera, na magagamit ko upang makapag-simula ng panibagong buhay sa baryo, kesa patuloy na ipaglaban ang kaso na alam kong makamit ko man ang katarungan ay hanggang ganun na lang ang magiging tuldok ng istorya, nakulong ang amo ko at ako ay uuwing wala man lang kahit isang kusing. Makamit ko man ang hustisya ay hindi ko na rin maibabalik pa ang nakaraan. Naging praktikal na lang siguro ako, dahil para sa akin hindi na maibabalik kung ano man ang nawala sa katauhan ko sa nangyaring bangungot sa buhay ko. Ang ahensya ko naman sa Kuwait ay pinagbayad ng kaukulang halaga dahil sa pagpapabaya sa aking karapatan bilang OFW.

*TO BE CONTINUED (gmanetwork.com/news/story)*
*(Ang buong kwento ay makikita sa ating website: www.pagusapan.com)*

**PHILIPPINE EMBASSY KUWAIT.** Al-Sadiq Area, Block 1, Street 101, Villa No. 816 & 817. www.philembassykuwait.gov.kw
**PHILIPPINE OVERSEAS LABOR OFFICE (POLO).** Hotline 99558527. Emails: polokuwait2012@yahoo.com / jabriyaowwkwt2011@gmail.com

Ullessis Faeldin Abaya





# Ang Banal na Qur'an

## Tungkol sa Pagbuo ng Ulap at Ulan

Matutunghayan sa Banal na Qur'an: (At Aming ibinaba ang mga hanging nagbibigay-unlad (upang punuin ng tubig ang mga ulap) pagkaraan ay hinayaan Naming bumuhos ang tubig (ulan) mula sa himpapawid, at ipinagkaloob Namin ito sa inyo bilang inumin, at hindi kayo ang nagmamay-ari ng mga imbakan nito (upang ibigay sa mga magugustuhan ninyo o ipagkait sa sinumang hindi ninyo gusto).) (15:22)

Ang makabagong siyensiya ang nagpatunay sa mga siyentipikong pananaw na nabanggit sa talatang ito ng Banal na Qur'an. Ang hangin ay nagdadala ng mga maliliit na butil na maalat na tubig sa itaas sa kalawakan. Ang mga maliliit na butil na ito ay tinatawag na 'aerosols' na gumaganap bilang silo ng tubig at bumubuo ng mga patak sa ulap sa pamamagitan ng pagtipon sa kapaligiran ng hamog o ang tinatawag na water vapor.

Ang mga ulap ay nabubuo mula sa hamog na kumakapal sa paligid ng tinatawag na salt crystal at alikabok sa hangin. Dahil ang mga patak ng tubig na nasa mga ulap ay napakaliit, ang mga ulap ay lumulutang sa hangin, nangagkalat sa kalawakan. Kaya, ang kalangitan ay maulap. Ang mga maliliit na butil ng tubig na pumapaligid sa tinatawag na salt crystal at alikabok ay kumakapal at nagbubuo ng patak ng ulan, na higit na mabigat kaysa hangin kaya nalalaglag ito mula sa ulap at magsimulang bumagsak sa lupa bilang ulan.

Ang Allah ay nagwika: (Hindi ba ninyo nakikita na ang Allah ang napapasulong sa mga ulap nang marahan, pagkaraa'y pinagsasama ang mga ito, at pagkaraa'y ginawang isang buntong magkapatung-patong at inyong makikita ang pagpatak ng ulan mula sa pagitan ng mga ito. At kanyang ibinaba mula sa kalangitan ang (tila) bundok na ulang may yelo, at patamaan nito ang sinumang Kanyang nais at iiwas ito sa sinumang Kanyang nais. Ang nagliliwanag na kislap ng kanyang (ulap) kidlat ay halos ikabulag ng paningin.) (24:43)

Ang pagbuo at paghubog ng mga ulap na may tubig ay naaayon sa tiyak na mga pamamaraan at mga yugto. Ang mga sumusunod ay mga yugto ng pagbuo ng tinatawag na cumulonimbus – isang uri ng ulap na may ulan: Unang Yugto: Ang pagpapailanlang: Ang mga maliliit na ulap ay dinadala



• Ang ulap na tinatawag na cumulonimbus. Ang larawang ito ay kuha mula sa satellite ng NASA. Tila may isang makapangyarihang kamay na nagtutulak sa mga ulap na cumulus sa pook ng pagtitipunan




• Ang mga sumusunod ay mga yugto ng pagbuo ng tinatawag na cumulonimbus – isang uri ng ulap na may ulan

at tinitipon paitaas ng hangin. Ikalawang Yugto: Ang pagsasama-sama: Ang mga maliliit na ulap (cumulus) ay dinadala ng hangin upang magsama-sama, bumubuo ng higit na malaking ulap. Ikatlong Yugto: Ang Pagbubunton: Kapag ang maliliit na ulap ay pinagsama-sama, ang hihip-pataas (updrafts) sa loob ng malalaking ulap ay lumalakas. Ang hihip-pataas na malapit sa gitna ng ulap ay higit na malakas kaysa sa mga nasa gilid. Ang mga hihip-pataas na ito ang siyang nagiging sanhi upang lumaking patayo o paitaas ang pinakakatawan ng ulap, kaya naman ang ulap ay magkapatung-patong. Ang paglaking paitaas ang nagiging sanhi na maabot ng pinakakatawan ng ulap ang malalamig na bahagi sa papawirin, kung saan ang pagbuo ng mga butil ng tubig at tubig na may yelo (hail) at magsimulang lumaki nang lumaki. Kapag ang mga butil ng tubig at ng tubig na may yelo na ito ay lubhang mabigat na at hindi na kaya pang buhating paitaas ng hihip ng hangin, magsisimulang bumagsak ang mga ito mula sa ulap bilang ulan, ulang may yelo at iba pa.

Magkakaroon ng kuryente ang ulap kapag ang ulang may yelo ay bumabagsak sa bahagi ng ulap na may matinding lamig na butil-tubig at kristal na yelo. Sa pagbungguan ng butil-tubig at malabatong ulang may yelo, bigla silang magyeyelo at maglalabas ng di-nakikitang matinding init. Pinananatili nitong mainit ang paligid ng malabatong ulang may yelo (hailstone) kaysa kapaligiran ng yelong kristal (ice crystals).

Kapag ang malaking ulang may yelo (hailstone) ay madikit sa ice crystals, mayroong isang mahalagang kaganapang mangyayari: ang mga elektron ay dadaloy mula sa malamig na bahagi patungo sa maiinit na bahagi. Kaya naman, ang hailstone ay magkakaroon ng negative charge. Ganoon din naman ang magaganap kapag ang napakalamig na butil (ng tubig) ay madikit sa hailstone, ang maliliit na yelong may positive charge ay mababasag. Ang mga magagaang na butil na may positive charge ay papailanlang sa mataas na bahagi ng ulap sa pamamagitan ng pataas na hihip ng hangin. Ang ulang may yelo (hail) ay babagsak tungo sa ibabang bahagi ng ulap, kaya naman ang pinakamababang bahagi ng ulap ay magkakaroon ng negative charge. Ang mga negative charges na ito ay ilalabas ng kidlat. Masasabi nating ang ulang may yelo o ang hail ang pinakapunong dahilan sa pagkakaroon ng kidlat.

*(thekeytoislam.com)* ■

Sarah Mailyn Rodriguez

# The Great City of Teotihuacan

It was massive, one of the first great cities of the Western Hemisphere. And its origins are a mystery. It was built by hand more than a thousand years before the swooping arrival of the Aztec in central Mexico. But it was the Aztec, descending on the abandoned site, no doubt falling awestruck by what they saw, who gave it a name: Teotihuacan.

A famed archaeological site located fewer than 50 kilometers from Mexico City, Teotihuacan reached its zenith between 100 B.C. and A.D. 650. It covered 21 square kilometers and supported a population of a hundred thousand, according to George Cowgill, an archaeologist at Arizona State University and a National Geographic Society grantee. "It was the largest city anywhere in the Western Hemisphere before the 1400s," Cowgill says. "It had thousands of residential compounds and scores of pyramid-temples and was comparable to the largest pyramids of Egypt."

Oddly, Teotihuacan, which contains a massive central road (the Street of the Dead) and buildings including the Temple









of the Sun and the Temple of the Moon, has no military structures—though experts say the military and cultural wake of Teotihuacan was heavily felt throughout the region. Who Built It? Cowgill says the site's visible surface remains have all been mapped in detail. But only five percent has been scientifically excavated. Scholars once pointed to the Toltec culture. Others note that the Toltec peaked far later than Teotihuacan's zenith, undermining that theory. Some scholars say the Totonac culture was responsible. No matter its principal builders, evidence shows that Teotihuacan hosted a patchwork of cultures including the Maya, Mixtec, and Zapotec. One theory says an erupting volcano forced a wave of immigrants into the Teotihuacan valley and that those refugees either built or bolstered the city.

The main excavations, performed by Professors Saburo Sugiyama of Aichi Prefectural University in Japan and Rubén Cabrera, a Mexican archaeologist, have been at the Pyramid of the Moon. It was there, beneath layers of dirt and stone, that researchers realized the awe-inspiring craftsmanship of Teotihuacan's architects was matched by a cultural penchant for brutality and human and animal sacrifice. Inside the temple, researchers found buried animals and bodies, with heads that had been lobbed off, all thought to be offerings to gods or sanctification for successive layers of the pyramid as it was built.

It's unclear why Teotihuacan collapsed; one theory is that poorer classes carried out an internal uprising against the elite. For Cowgill, who says more studies are needed to understand the lives of the poorer classes that inhabited Teotihuacan, the mystery lies not as much in who built the city or in why it fell. "Rather than asking why Teotihuacan collapsed, it is more interesting to ask why it lasted so long," he says. "What were the social, political, and religious practices that provided such stability?"

*(science.nationalgeographic.com)* ■



# MAGTAWANAN TAYO





(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon...)

HOLDAPER: pumili ka yang wallet mo o pasasabugin ko utak m0?!
LALAKI: bahala ka!! parehas naman walang laman yan eh ..

KILLER: Pangalan mo Mrs?
MRS: Inday po!
KILLER: Kapangalan mo inay ko, di na kita papatayin! Ikaw Mr?
MR: Juan po, but my friends call me Inday!

ALE: Juan saan ang nanay mo?
JUAN: Bakit nyo po siya hinahanap? tungkol po ba saan?
ALE: tungkol sa utang...
JUAN: Wala po, umalis po siya.
ALE: yung utang ko, babayaran ko na sana.
JUAN: ay nandito na po siya, kararating lang...

Sa entrance ng swimming pool...
Guard: Sir, maliligo po kayo?
Vice: Ay! hindi!m aghihilamos lang ako.....Magkano ba bayad?
Guard: sa entrance po?
Vice: Ay! hindi! sa exit!!! kita mo namang papasok palang ako, diba? walang utak.
Guard: ako po?
Vice: hindi, yong pool!

ANAK: nay kapatid ko po ba nasa tiyan nyo?
NANAY: Oo bakit?
ANAK: love nyo po ba sya?
NANAY: oo naman
ANAK: bat nyo po ba sya kinain?

CUSTOMER: Ano ba naman itong tutpik nyo, iisa na nga lang ang dali pang mabali.
WAITER (inis): Alam nyo sir, ang dami ng gumamit nyan, pero kayo lang nakabali!

ANAK: Itay, ano kaibahan ng confident sa confidential?
ITAY: Anak kita, CONFIDENT ako dyan. Yung bespren mong si Tikboy, anak ko rin, CONFIDENTIAL yan.

ANAK: Inay, totoo ba na “First love never dies?”
NANAY: Aba, oo. Tignan mo yang Tatay mo, hanggang ngayon buhay pa ang animal!

JUAN: Tuwing magdadala ako ng girlfriend sa bahay, di nagugustuhan ni inay!
PEDRO: Magdala ka ng kamukha ng inay mo!
JUAN: Natry ko na, ayaw naman ni itay!

JUAN: Alam mo, ayaw na ayaw kong makakita ng nakatayong babae sa bus habang ako eh nakaupo!
PEDRO: Kaya pinapaupo mo?
JUAN: Hindi, natutulog ako!

JUAN: Dok, ako po yung pasyente nyo LAST YEAR!
DOC: Oo naaalala ko! may problema ba?
JUAN: Itatanong ko lng po sana kung pwede na akong maligo!

ATTY: Inday! pwede mo bang idiscribe dito sa korte ang taong nangrape sayo?
INDAY: maitim, panot, tagyawatin, pango ilong at bungal...
SUSPEK: cge!... mang asar ka pa!!!!

AMO:Inday sagutin mo ang telepono baka yung chicks na naman ng sir mo yan!
INDAY: Si Maam talaga, pinapagselos ako!

JUAN: aray!!! bakit mo ako binatukan?
PEDRO: kasi tinawag mo akong brainless...
JUAN: hala last week pa yun ahh...
PEDRO: kaya nga, ngayun ko lang na gets!

***Send your Jokes to pagusapan@gmail.com***



# LET'S LEARN ARABIC

## Lesson 58

| Pagsasaling Titik | Kahulugan sa English | Salitang Arabik |
|---|---|---|
| ʿAfwan - ʿuḏran | Excuse me | عَفْوًا - عُذْراً |
| 'Āsif | I'm sorry | آسِف |
| Mabruk | Congratulations | مبروك |
| Kam | How much? | كَمْ؟ |
| 'Ana jāʾiʿ | I'm hungry | أنا جائِع |
| ʾUmi | My mother | أُمِّي |
| 'Aẖi | My brother | أَخِي |
| 'Uẖti | My sister | أُختِي |
| 'Ami | My uncle (paternal) | عَمِّي |
| Khali | My uncle (maternal) | خَالِي |
| 'Amati | My aunt (paternal) | عَمَّتي |
| Ḫalati | My aunt (maternal) | خَالَتِي |
| Aawji | My husband | زَوجِي |

***Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter,*** 24712574 ***or*** 24756796 ***extentions*** 112 ***sa mga babae, at*** 102 ***sa mga lalaki.***



By Dr. Willie T. Ong
(Internist-Cardiologist)

# Trabaho sa gabi, may epekto sa kalusugan



AYON sa pag-aaral, may posibleng masamang epekto sa kalusugan ang pag-trabaho sa gabi. Kasama rito ang mga call center agents, entertainers, security guards at iba pa. Kapag nabaliktad ang ating pagtulog, bababa ang lebel ng melatonin (isang mabuting kemikal) sa ating katawan. Napag-alaman na ang lebel ng melatonin ay naka-depende sa liwanag ng ating kapaligiran. Tumataas ang lebel natin ng melatonin kapag madilim ang lugar at tulog tayo. Bumababa naman ang melatonin kapag may sikat ng araw o maliwanag ang ating paligid.

Ayon sa World Health Organization, ang pagtatrabaho sa gabi ay posibleng magdulot ng mga sakit tulad ng prostate cancer, breast cancer, katabaan at sakit sa puso. Para malunasan ang ganitong sitwasyon, mayroon akong mga payo:

**1. Habang naka-duty sa gabi,** bawasan ang liwanag sa iyong paligid. Babaan ang sinag ng computer. Puwede rin gumamit ng yellow light sa kuwarto imbes na puting fluorescent light na napakaliwanag. Ito'y para huwag gaano bumaba ang melatonin natin sa katawan.

**2. Bawiin na lang ang tulog sa araw.** Subukang makatulog ng 7-8 oras para makabawi sa puyat. Mas maganda kung tuluy-tuloy ang tulog mo kaysa putol-putol.

**3. Ayusin ang iyong kuwarto na maging madilim.** Lagyan ng madilim na kurtina o takip ang mga bintana. Ang lebel ng melatonin ay tumataas kapag madilim ang lugar.

4. Gumamit ng eye shades (pantakip sa mata) at ear plugs (pantakip sa tainga) para mabawasan ang liwanag at ingay sa paligid.

**5. Piliting sumunod sa malinis na pamumuhay at kumain ng masustansya.** Huwag manigarilyo o uminom ng alak. Sa ganitong paraan ay malalabanan natin ang mga peligro na dulot ng pang-gabing trabaho.

**6. Bilang panghuling payo:** Kung kaya mong mabawasan ang duty sa gabi ay makatutulong ito. Sa mga health workers ay bawat 3 araw ang duty nila sa gabi. Kapag night-shift ang duty mo bilang security guard ay baka puwede kang lumipat sa morning shift pagkaraan ng isang buwan. Posible rin namang makahanap ka ng ibang trabaho balang araw.

# Eye bags at dark circles Anong lunas?

ANO ang dahilan ng pagkakaroon ng eye bags at pangingitim sa ilalim ng mata? Kadalasan ay dulot ito ng pagpupuyat, kulang sa tulog, sobrang gimmick, paninigarilyo at pag-inom ng alak. Dahil dito, nababawasan ang laman (fats) sa ilalim ng mata, nasisira ang mga ugat at nangingitim ang mata. Para mabawasan ang eye bags, heto ang mga tips:

1. Matulog ng 7-8 oras bawat gabi. Kung hindi makatulog, humiga lang at ipikit ang mata.

2. Magpalamig ng ilang hiwa ng pipino. Ilagay ang pipino sa yelo o refrigerator.



Ipikit ang mata at ipatong sa ibabaw ng mata ng 15 minuto. Palitan ang pipino kapag hindi na ito malamig.

3. Puwede ring gumamit ang tea bags. Ilubog ang 2 tea bags sa maligamgam na tubig. Pagkatapos ay palamigin ito sa refrigerator. Ipatong ang tea bags sa mata ng 15 minuto. Ang sangkap na tannin sa tea ay nakatutulong sa pagbabawas ng pamamaga at pangingitim ng mata.

4. Kung nagmamadali, kumuha ng yelo o pinalamig na kutsara at ipatong ito sa eye bags. Gawin ito ng ilang minuto lang habang malamig pa ang kutsara.

5. Uminom ng 8-10 basong tubig bawat araw. Para hindi dehydrated ang katawan.

6. Umiwas sa nakaka-allergy na bagay o pagkain. Puwedeng mamaga ang mata kapag may allergy.

7. Magbawas ng stress at huwag sumimangot. Maging masaya para gumanda at mabawasan ang eye bags.

Iba't ibang Luto sa Isda at Lamang Dagat

# Burong Dalag

**PARAAN:**

1. Linisin ang isda.
2. Alisin ang ulo at gilitin ang katawan.
3. Ibabad na magdamag sa asin.
4. Magluto ng isang tasang bigas sa dalawang tasang tubig.
5. Magbayo ng angkak (papulang galing sa puno) at ihalo sa lugaw.
6. Isama ang isda sa lugaw at ilagay sa garapon.
7. Sarhang mabuti at itabi nang tatlo o apat na araw.
8. Igisa ito sa maraming bawang, sibuyas at kamatis.
9. Patakan ng isang kutsarang suka bago ihain.



# Kilawing Tulya



**MGA SANGKAP:**

- 2 tabong tulya
- 1 sibuyas
- 2 butil ng bawang
- 1 pirasong labuyo, pula, hiwain
- 1 kapirasong luya, pitpitin
- 2 pirasong kalamansi
- Pamintang durog
- suka
- asin

**PARAAN:**

1. Banlian ang tulya at kunin ang laman.
2. Igisa ang bawang, sibuyas at isunod ang tulya.
3. Timplahan ng suka, asin, paminta at luya.
4. Kaunti lamang ang sabaw nito at kailangang umanghang.
5. Makaraan ang pitong sandali ng pagkulo, hanguin.
6. Idagdag ang siling labuyo at kalamansi.

(Source: Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog;Isa-Jecho Publishing Inc.)

Ust. Mohammad F. Sumaway



# Ang Pagyakap ni Umar bin Al-Khattab(ra) sa Islam

Ang isa pang mahalagang karagdagan sa lakas ng Islam ay ang pagyakap ni Umar Bin Al-Khattab(ra) noong Dhul Hijjah, sa ika-anim na taon ng pagkapropeta, tatlong araw pagkatapos ng pagyakap ni Hamzah(ra). Siya ay lalaking may pagka-mapagsapalarang katapangan at katatagan ng pagpapasiya. Siya ay kinatatakutan at iginagalang sa Makkah at isang mapait na kalaban ng bagong relihiyon. Ang kanyang matalas na pagtitimpi at labis na pagkapoot sa Propeta(saw) ang nagtulak sa kanya isang araw na lisanin ang kanyang bahay, ang espada ay nasa kanyang kamay, na ang hangarin ay patayin ang Propeta(saw). Sa daan ay nakatagpo niya ang isa sa kanyang mga kaibigan na nagtanong kung saan siya pupunta. Si Umar(ra) ay galit na galit na sumagot, "Upang sirain si Muhammad, ang lalaking ito ang sumira sa pagkakaisa ng mga Quraish, humanap ng mga butas sa kanilang relihiyon at pinagwalang-pitagan ang kanilang mga diyos." Noon ipinabatid sa kanya ng kanyang kaibigan na ang kanyang kapatid at ang kanyang bayaw ay yumakap na sa bagong pananampalataya.

Itinutok ni Umar(ra) ang kanyang mga hakbang patungo sa bahay ng kanyang kapatid. Habang siya ay papalapit, ay narinig niya ang tinig ni Khabbab Bin Aratt(ra), na nagbabasa ng mga talata mula sa Surah Taha. Nang maramdaman ni Khabbab(ra) ang pagdating ni Umar(ra), ay nagtago siya. "Anong tinig ang aking narinig ngayon-ngayon lang?" ang sigaw ni Umar(ra). "Wala kang narinig," ang parehong sagot ng kanyang kapatid at ng asawa nito. Sa gayon ay sumulong si Umar(ra) na nagsasabi na alam niya ang kanilang pagyakap sa Islam. Malupit niyang binugbog ang kanyang bayaw. Tinulungan ng kanyang kapatid na si Fatimah ang asawa nito ngunit siya rin ay nasaktan. Ang kanyang kapatid at ang asawa nito ay sumigaw, "Oo! Kami ay mga Muslim, gawin mo kung ano ang gusto mo." Nang makita ni Umar(ra) ang mukha ng kanyang kapatid na puno ng dugo, lumambot ang kanyang puso at hiningi ang papel na kanilang binabasa. Sinabi sa kanya ng kanyang kapatid na hugasan muna ang kanyang sarili at ibinigay sa kanya ang pahina. Binasa niya ang unang mga talata sa Surah Taha hanggang mabasa niya ang: "Katotohanan! Ako ang Allah! Walang may ibang karapatang sambahin maliban sa Akin, kaya sambahin mo Ako at ialay mo ang ganap ang mga Salah, bilang paggunita sa Akin." (Qur'an 20:14)

Si Umar(ra) ay nahalina sa mga talatang ito at nakiusap sa kanila na ihatid siya kay Muhammad(saw). Siya ay lumisan patungo sa bahay ng Arqam kung saan ay ginaganap ng Propeta(saw) ang lihim na mga pagpupulong sa kanyang mga tagasunod. Si Umar(ra) ay humingi ng pahintulot na pumasok sa loob. Ang Propeta(saw) ay nagtanong sa kanya kung ano ang dahilan ng kanyang pagbisita. Doon ay sumagot si Umar(ra), "O Sugo ng Allah! Ako ay nagpunta sa iyo upang maniwala kay Allah at sa Kanyang Mensahero at ang dala niya mula sa kanyang Panginoon." Puno ng kagalakan, si Muhammad(saw) kasama ang kanyang mga tagasunod, ay sumigaw ng "Allahu Akbar" (ang Allah ay Dakila).

Ang pagyakap ni Umar(ra) ay isang makatotohanang tagumpay para sa layunin ng Islam. Ang bunga ng kanyang pagyakap ay napakadakila sa kadahilanang ang mga mananampalataya na lihim na sumasamba kay Allah sa apat na sulok ng kanilang bahay ay makakapagpulong na at makakapagsagawa na ngayon ng kanilang ritwal na pagsamba ng hayagan sa mismong banal na bahay (Al-Ka'bah).

*(Mula sa "Ang Selyadong Nektar," ni Sheikh Safi-ur-Rahman alMubarakpuri)*

Uztaz Wahibie Tamama



# Ang hatol kapag ang lalaki ay yumakap sa Islam at hindi yumakap sa Islam ang kanyang asawa.

Sa ganitong kalagayan, dapat nating isaalang-alang ang relihiyong kinabibilangan ng babae. Maaaring siya ay kabilang sa Angkan ng Kasulatan [Hudyo o Kristiyano], o siya ay kabilang sa ibang relihiyon, tulad ng Budista, Hindu, o pagano [na sumasamba sa mga diyus-diyosan], o siya ay walang kinikilalang diyos at hindi naniniwala sa mga relihiyon.

Kapag yumakap sa Islam ang isang lalaki samantalang ang kanyang asawang Hudyo o Kristiyano ay hindi yumakap, samakatuwid ang gayong bisa ng kasal nito ay mananatili, sapagka't ang pag-aasawa ng isang Muslim sa isang Kristiyano o Hudyo ay pinahihintulot . Ang Allah ay nagsabi: "Sa Araw na ito, ipinahihintulot para sa inyo ang tayyibat [lahat ng mabuti at malinis na pagkain]. At ang pagkain niyaong mga pinagkalooban ng Kasulatan [mga Hudyo at Kristiyano] ay ipinahintulot para sa inyo at ang inyong [mga pagkain] ay ipinahihintulot din para sa kanila. At [ipinahihintulot para sa inyo upang pakasalan] ang mga malilinis na babae mula sa mga naniniwala at ang mga malilinis na babae mula sa mga pinagkalooban ng Kasulatan na nauna sa inyo." (Surah Al-Maidah, Ayah 5) Nguni't kailangan niyang maging masigasig sa pag-aanyaya rito at pamamatnubay sa lahat ng mga paraan at daan.

Kapag ang isang lalaki ay yumakap sa Islam at ang kanyang asawa ay tumangging yumakap sa Islam, at siya [asawang babe] ay hindi kabilang sa lipon ng Angkan ng Kasulatan (mga Hudyo at Kristiyano), bagkus siya ay isang Buddist, o Hindu, o pagano o bukod dito, samakatuwid dapat isaalang-alang ang sumusunod:

Magkagayon, siya ay dapat maghihintay sa Iddah [palugit na panahon] para sa isang hiniwalayan.

At kung yumakap sa Islam [ang asawang babae] habang nasa panahon ng Iddah [paghihintay] nito, magkagayon siya ay asawa pa rin niya at hindi na nangangailangan ng pagbabago sa kasunduan sa kasal.

Subali't kung [ang asawang babae] ay tumangging yumakap sa Islam hanggang matapos ang ibinigay sa kanya na palugit, ang kasal ay mawawalan ng bisa.

Nguni't kung kailan natapos ang Iddah [panahon ng paghihintay], saka siya yumakap sa Islam, magkagayon maaari niyang hininging muli ang kamay nito [para pakasalan] kung nais niya. Batay sa sinabi ng Allah na Tigib ng Kaluwalhatian at Kataas-taasan: "Gayundin naman, huwag ninyong panatilihin ang mga kasunduan (na namamagitan sa inyo at sa) mga babaeng di-naniniwala." (Surah Al-Mumtahanah, Ayah 10)

Ibig sabihin ay huwag ninyong panatilihin sa inyong pangangasiwa ang isang babaing di-naniniwala na hindi kabilang mula sa lipon ng Angkan ng Kasulatan matapos ang pagyakap mo sa Islam.

*(Mula sa "Ang Gabay Para sa Bagong Muslim," by Fahd Salem Omer Bahammam)*



# Ang Aqiqah, ang Tasmiyah, at ang Tahneek

Ang paglikha ng isang sanggol ay espesyal at tunay na kahanga-hanga. Para sa atin isang pagkakataon upang mamangha sa malikhaing kapangyarihan ng Diyos.

Upang ipagdiwang ang kapanganakan ng isang sanggol, ang pamilyang Muslim ay magkatay ng isang tupa, kambing, o iba pang mga hayop at ang karne nito ay kakainin sa isang handaan para sa mga kaibigan at mga ka-pamilya. Ito ang AQIQAH, alay para sa mga bagong ipinanganak. Isang hayop ang kakatayin kung babae ang sanggol, at dalawang hayop naman kung ang sanggol ay lalaki.

Ang TASMIYAH o pormal na pagbibigay ng pangalan ng bata ay maaaring gawin sa ganitong pagkakataon. Ang Propeta Muhammad (SAW) ay nagsabi, "Ang bawat sanggol ay tinutubos sa pamamagitan ng kanyang aqiqah." (Mula sa Hadith ni Tirmidhi, al-Nasa'I, at Ibn Majah) Ayon sa ipinaliwanag na kahulugan ng 'pagtubos,' na ang mga magulang ay gumawa ng isang bagay upang protektahan ang mga anak mula sa paglaki na isang di-mananampalataya. Ito ay iniulat na ang Mensahero ng Allah (SAW) ay nag-alay ng tupa sa ikapitong araw ng kanyang apong lalaki na si Hasan at inutusan ang ina ng bata, na si Fatima(R), sa pag-ahit sa ulo ng sanggol at magbigay ng sadaqah (kawanggawa) sa halaga ng pilak katumbas sa bigat ng mga buhok. (Mula sa Hadith Mishkat 4154; Muwatta; Abu Dawud 2835)

Ang TAHNEEK ay madalas na kasabay sa ganitong okasyon. Ito ay tumutukoy sa sunnah(tradisyon ng mga propeta) ang pagpapalambot ng isang hinog na 'dates' at pingkian ng konti ang bibig ng sanggol. Kung walang 'dates' ay maaari ding pulot-pukyutan. Kahit sino ay maaaring gawin ang mga ito kasunod ng isang maikling panalangin at mga hiling sa Allah para sa sanggol. Maaaring kakaiba para sa sinumang hindi pamilyar sa mga ito, ngunit ang mas malalalim na espirituwal na kahulugan at mga benepisyo ng mga ito ay tanging ang Diyos lamang at ang Kanyang Sugo ang nakaka-alam. ■



• *Kung walang mga haltere ang langaw sa ito at ang crane fly, hindi magiging matatag ang lipad nila*
*©bugscope.beckman.illinois.edu*

# Ang Haltere ng Langaw

Bakit napakahusay magpasirku-sirko sa ere ng langaw? Kapag tinamaan ito ng malakas na hangin, bakit mabilis itong nakakabalik sa tamang posisyon? Nakakatulong sa langaw ang dalawang pagkaliliit na bahaging nakausli sa ilalim ng bawat pakpak nito, na tinatawag na mga haltere. (May mga haltere ang mga insektong may dalawang pakpak, gaya ng langaw, lamok, at niknik.)

**Pag-isipan ito:** Ang haltere ay kahawig ng isang pagkaliit-liit na aspileng bilog ang dulo. Kapag lumilipad ang langaw, ang mga haltere ay kumakampay na simbilis ng mga pakpak pero sa pasalungat na direksiyon. Natuklasan ng mga siyentipiko na ang mga haltere ay nagsisilbing gyroscope, na tumutulong para manatiling matatag ang langaw habang lumilipad ito. *(Ang karaniwang gyroscope ay binubuo ng isang kahang may disk na mabilis na umiikot sa axis nito. Nananatili ang disk sa axis nito sa kabila ng paggalaw ng kaha o paghatak ng mga magnetic field o ng grabidad. Kaya naman ang mga gyroscope ay mahusay na gamiting kompas.)*

Ang mga haltere, na bilog ang dulo, ay "kumakampay sa iisang direksiyon, gaya ng pendulo ng orasan," ang sabi ng Encyclopedia of Adaptations in the Natural World. Kapag ang langaw ay biglang napaliko sa paglipad, sinadya man o dahil sa bugso ng hangin, "ang pinakakatawan ng haltere ay napipilipit," ang sabi ng ensayklopidiya. "Ang pagpilipit na ito ay nadedetek ng kumpol ng mga nerbiyo na konektado sa haltere, at ang impormasyon ay inihahatid sa utak ng langaw, sa gayo'y nagagawa nito ang kailangan niyang gawin para manatili . . . sa tamang direksiyon." Ito ang dahilan kung bakit napakabilis lumipad ng mga langaw at mahirap silang hulihin.

Maraming ideya ang mga inhinyero kung paano magagamit ang teknolohiyang salig sa nagagawa ng haltere, halimbawa'y sa mga robot, sa mekanikal na mga insektong pagkaliliit at nakakalipad, at sa mga sasakyang pangkalawakan. "Sino ang mag-aakalang marami pala tayong matututuhan sa isang maliit at di-kaakit-akit na nilalang na gaya ng langaw?" ang isinulat ng aerospace researcher na si Rafal Zbikowski.

Ano sa palagay mo? Ang haltere ba ng langaw na nagsisilbing gyroscope ay resulta ng ebolusyon? O may nagdisenyo nito? *(Gumising!)*

■



# Fair Trade and **Islam**

The concept of fair trade has achieved prominence over recent years however a brief look at its core principles shows that fair trade ethics are consistent with the Islamic teachings formed during the time of the Prophet Muhammad (saw).

Fair trade is a social movement advocating better working conditions for traders in developing countries as well as promoting sustainability. Notable fair trade products include commodities such as cocoa, cotton, chocolate, honey and handicrafts.

Fair trade as a concept seeks to bring about equity in international trade through promoting a wholesome and respectful relationship between traders (usually from developing countries) and buyers (usually from developed countries) founded on transparency and effective communication. This relationship sees to the trader being paid no less than a fixed minimum price (established by a fair-trade certifying body) for their produce which will ensure all of their costs are met, allowing for a sustainable and secure production future. Buyers also have the option of paying a premium price which provides extra funds to buyers to be put back into local social and environmental developments.

Some of the concepts contributing to fair trade certification include ensuring production environments are safe for workers, following legal and correct working conditions (no child or slave labor) and protection and sustainability of the environment.

Based on these standards and definitions, it can be seen that the concept of fair trade espouses many of the Islamic teachings about trade dealings.

During the advent of Islam, the city of Makkah was a trade hub. The Prophet Muhammad (saw) was a well-known and respected trader given the name of “Al Amin”, the trustworthy, due to his honest and dependable nature. From his time as a trader and from the situation of the economy around him, many lessons were given and recorded with regards to the manner of trading in Islam.

First and foremost is an insistence on honesty and integrity. There are many ahadith supporting this principle such as the following narration by Tirmidhi: “The truthful and trusty merchant is associated with the prophets, the upright, and the martyrs.” The Qur’an is even more specific on the matter of honest trading wherein Allah (swt) says “Give a full measure when you measure out and weigh with a fair balance.” (17:35)



Fair trade aims to provide the poor with secure trading means to ensure they are not exploited by their buyers. Islam, like fair trade, is supportive of social justice for all. The Qur’an clearly states on several occasions the importance of striving for justice such as “O ye who believe! Stand out firmly for justice, as witnesses to Allah, even as against yourselves, or your parents, or your kin, and whether it be (against) rich or poor: for Allah, can best protect both.” (4:135)

To help ensure there is consent in trade between producers and buyers, fair trade advocates transparent relationships during business transactions extending as far as to the consumer. This open relationship ensures that there is no exploitation of the less experienced when it comes to trade matters. Islam similarly follows this principle, stating that business is only correct when there is consent from both parties which helps eliminate the mistreatment of producers from poor and desperate situations. The Qur’an says “O you who have believed, do not consume one another’s wealth unjustly but only [in lawful] business by mutual consent.” (4:29)

Besides consensual transactions, the general well-treatment of workers is emphasized upon in both fair trade and Islam. From providing safe working conditions to prompt payment, fair trade insists on many of the existing rules regarding the treatment of workers in Islam. For example, the Qur’an states “Give just measure and weight, nor withhold from the people the things that are their due” (7:85), clearly prohibiting any unjust dealings regarding quantities and payment.

These few examples of the relationship between fair trade and Islam serve to show a direct correlation in intrinsic principles. From the few examples given, it is clear that fair trade espouses the teachings of trade in Islam and at the same time certifies produce to ensure certainty for consumers. While supporting fair trade, produce is not necessarily obligatory, Muslims have a duty to ensure that the products they consume have been sourced justly and from the examples above it can be seen that buying fair trade is a safe way to do so. *(Maryam Issadeen, islamiquemagazine.com).*



# Our Fate

What shall we do with the time we've wasted
For the friends we loved and those we hated
What will become of those laughter we cast
Those moments are gone and lost to the past

What shall we do with the hardships we shared
The sorrow we braved and the tears that we shed
What will become of the memories that haunt
The bad deeds we did to the people we affront

What shall come in the morning of the days
Of those who remember our purpose and ways
What will they say on our sorrow and pain
After greed and plunder that brought us to shame

After all, we are just drifting on our fate
With the good and bad writings on our slate
Let frustration and guilt rot and decay
Those are past that makes who you are today



## Putra Mosque, Putrajaya, Malaysia


@1.bp.blogspot.com


@wikimedia.org


@mesosyn.com


@wikimedia.org